




- Pagtuturo ng wikang arabik.
- Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-islam, mga kapistahan at okasyong pambansa.
- Mga programa sa pakikipagtulungan ng Philippine Embassy sa Kuwait.
- Seminar para sa mga magpapakasal.
- Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang kuwaiti.
- Mga Kompetisyong Pangkultura.
- Mga Pamamasyal at Paglilibang.
- Mga Programang Pampalakasan.
- Monthly Magazine ng Center (PAG-USAPAN PO NATIN !).

**Kami po ay malugod na nag-aanyayasa inyong pagbisita sa ating sentro.**





المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
**Kuwait Philippine Cultural Center**

CMS
معهد كامز للتدريب الأهلي
CENTRE FOR COMPUTER & MANAGEMENT STUDIES

جمعية النجاة الخيرية

# LIBRENG PAG-AARAL NG ARABIK PARA SA MGA PILIPINO
## (With Certificate)



## For reservation and registration

**Tawag lang sa 24712574 or 24756796**

**Extention 102 sa mga lalaki, Extention 116 sa mga babae**

**Office Hours: Sundays to Fridays, Morning 8:00– 1:00, Evening 4:30 – 8:30**

**KPCCenter is Closed on Saturdays**

## ARABIC CLASS 2012 – 2013 SCHEDULE OF CLASSES & REGISTRATION

| BATCH | REGISTRATION PERIOD | DURATION OF CLASSES |
|---|---|---|
| 1st Batch | February 1 - 29, 2012 | March - June 2012 |
| 2nd Batch | June 1 - 33, 2012 | July - November 2012 |
| 3rd Batch | November 1 - 31, 2012 | December 2012 - March 2013 |

Mag-aral Bumasa at Sumulat ng Arabik sa Loob Lamang ng Apat na Buwan

FILIPINO MAGAZINE
PO NATIN!
# PAG-USAPAN

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis F. Abaya
Columnists:
Joselito Tabing
Joshua Barbas
Abdul Qadir Laja
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf Abaya
Usta. Halima Mantawil

Designer
Nader Bellal

PUBLISHED BY
KPC Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Head, Men Section
Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section



مؤسسة زخرف للدعاية والإعلان
Zukhruf Advertising Agency

www.zukhruf.net
Tel. 99993072




*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa:*

ullessis@yahoo.com






أين يذهب المال الذي يرسله العمال






ابن بطوطة







دراسة الكلية اثناء العمل في الكويت






تعلم العربية






دورة عادات والتقاليد الكويتية

# ANONG KENDI KA?

*Hindi maitatwa na ang kendi ay naging malaking parte ng kabataan natin. Mga makukulay, mababango (kahit minsan may maantot), at masasarap na kending lalung nagpasaya sa atin at minsang nagpaiyak din dahil sa sakit ng ipen na dulot nito. Balikan natin ang mga kending namayagpag at pumukaw sa mga puso at tastebuds namin nung panahon ko.*

*1. KENDI MINT - eto ang kending kanunu-nunuan pa ng dynamite. Ang official na kendi ng mga taong may tinatagong puot sa kanilang kaloob looban. Mint candy sya (malamang? !) na may lamang chocolate o kokwang mamasa masa sa pinakagitna. Kulay green ang wrapper nya na may nakaimprentang eskimo na nakangite at parang gustong magpasubo na.*

*2. LIPPS - ang kendi ng mga batang makukulit, mapa nene man yan o tukling. Cherry flavor na kendi na gawa sa Benadryl (ayun sa pakilasa ko yan ha, mapait kase) at sandamakmak na pulang food coloring. Sobrang makulay sa bibig, kadalasang ginagawang panghalili sa lipstik ng mga bata o di kaya dugo effect sa larung aswang aswangan. Payak lang ang wrapper, kulay puti at pula tapos nakalagay lipps.*

*3. VIVA! - ang kendi na ayaw na ayaw ni mother lily. Caramel candy sya na mukang dumi at mukang hindi masarap bilhin lalu na ang kainin. Kulay dumi din ang wrapper nya at mas mamatamisin mo pa sigurong ikendi ang naptalina kesa sa kending toh.*

*4. WHITE RABBIT - ang bi-sexual na kendi. Dalawa kase ang klase ng kending white rabbit, may tinatawag na local at imported. Parang vivang pinahaba lang yong local version, toffee caramel ang flavor at bukod dun eh wala ng ibang misteryong mahihita pa sa kanya. Kulay puti at super milking nougat naman yong imported. At bukod dun sa chinese character na nakaimprenta sa wrapper nya eto ang pinaka pambato ng white rabbit imported, ang kanyang inner wrapper na pwedeng kainin at pagsaluhan ng buong pamilya!*

*5. PINYA - hindi ko alam kung anu ba talaga ang lehitimong tawag sa kendi na toh, pero dahil hindi tayo masyado sure ay itago na lang natin siya sa pangalang "Pinya". Siya ang kending pinakafashionista ang wrapper dahil figuratively muka siyang pinya. Bagsak lang siya sa itsura ng wrapper dahil mukang tapeteng mura lang per yarda ang itsura nito, at ang lasa? Pinya! Malamang.*

*6. VICK'S - ang kendi ng mga batang may kakambal o ng mga batang sadyang madamot lang talaga at pinalaking dupang? Vicks candy. Mentholated ang vicks at dalawang piraso siya ng kendi sa isang maliit na pack na hugis inverted triangle (kumporme sa paghawak mo). Kulay hinog na uhog at pinaniniwalaan ng mga bata na nakakapagpaluwag ng paghinga. Hindi ko alam kung associated talaga ang nakagisnan naming vicks candy sa vicks na pamahid sa sinisipon.*

*7. BUTTER BALL - ang kendi na mga batang may malalaking bibig. Ito ang peter's butterball, ang pinakamasarap sa lahat ng caramel candies. Bilog siyang candy na medjo may kalakihan ang hulma kung sa bata ipapasubo. Sosyal ang wrapper dahil ito ata ang pinakaunang kendi na nasa pillow pack at kulay peach pa. Basta masarap, husto na yun.*

*8. ORANGE SWITS - ang ina ng mga gummi bears at potchi. Malalambot na orange slices na pinatihaya, pinadapa at pinagulong gulong sa asukal hanggang sa magtanda. Apat na slices per pack at mas madalas na makitang binebenta ngayun ng mga takatak boys kesa sa sari sari stores.*

*9. TOOTSIE ROLL - isa sa pinakasikat ng kendi nung panahon ko, sa sobrang kasikatan eh nagkaron pa ng dance craze na tribute sa kanya nung early 90s. Caramel candy din ang tootsie roll na kasing haba ng mongol na makatatlong beses ng tinasahan. Bukod sa pwede syang kainin at sayawin ay pwede din siyang itapal sa ngipen para magmukang bungal at yun ang pinakamasayang purpose ng tootsie roll.*

*10. ALMO - ang pinagmulan ng mga ovalteenies. Chocolate candies siya na mukang mga tabletang panlunas sa sipon at lagnat. Nakalagay sa makulay at maliit na foil pack at kadalasang nakasabit sa tindahan dahil dugsong dugsong sya. Masarap ang almo lalu na kung hindi mo sariling pera ang pinambili.*

*11. HAW FLAKES - ang buhay na patunay na hindi sa ikatlong baitang sa elementarya unang nagaganap ang pangungumunyon ng mga bata. Ito ang haw flakes, ang kending galing pa ng tsina at naging saksi sa barter trade system. Mas kilala sa tawag na "oscha" dahil sa kakatwang itsura nito. Maninipis at kulay maroon na amoy pawisang singit ng bata (maasim), nevertheless may basbas at sagrado. Dito nagsisimula ang damdaming makadiyos at madasalin, kaya ibahin nyo ang haw flakes. Ang kending galing sa langit.*

*12. KENDING HUBO - also known as neto, nyan o dutdut motion. Pabili nga po neto, pabili po nyan, o di kaya dutdut na lang dun sa garapon. Ganyan ang kending hubo. Ang kending walang sapat na pagkakakilanlan at impormasyon sa sarili. Muka siyang holen na iba iba ang kulay at flavor (kadalasan citrus/fruity). May budbud siyang asukal sa paligid at kadalasang nakalagay sa malaking garapon ng lady's choice.*

*13. LALA - ang pinakamasarap ng tsokolate sa mundo ng pagkabata. Mas kilala sa tawag na 'milo', ang lala ay gawa sa purong kokwa (sige magmarunong tayu sa ingredients) na hinulma into small rectangular chocolate bars na may nakaemboss na parang rehas ng veranda. Sobrang masarap at sobrang tindi din kung magpasakit ng ngipin, nevertheless masarap. Yon naman ang importante eh.*

*14. CHOC-NUT - ang hall of famer sa lahat! Siya ang pinakasikat na kendi (o kung anumang tawag sa klase nya) sa balat ng pilipinas. Gawa sa natuyong peanut butter at chocolate na hanggang ngayun ay hindi ko makapa ang lasa na binalot sa palara. All time favorite ng panghimagas o pampalipas oras. Chocnut is simply the best (naks! parang HBO)?*

*15. BIGBOY AT TEXAS - kwadrado ang sukat pantastik ito sa kulay ng pabalat. Matigas na babolgam na masasamid ka sa tamis at pagkatapos nguyain ay idikit mo sa ilalim ng desk mo sa eskwela o sa mga dingding ng bahay nyo na walang nakakakita at minsan pa sa buhok ng kaklase mong malandi na pag nalaman nya ay aatungal ng todo todo, o laban ka.... may palo ka kay teacher. Ito ang tangin babolgum ng bayan.*

Dear Kuya Eli...



Ullessis Abaya
ullessis@yahoo.com

# SAAN NAILALAAN ANG PERANG PINAPADALA NG ISANG OFW?

*Ni Constantine Guitang*

*Kamakailan, naglagay ako ng katanungan sa facebook ko ng ganito:*

*"Gusto kong mag-blog tungkol sa kung saan nailalaan ang perang ipinapadala ng mga OFW sa kanilang pamilya dito sa Pinas. Anong masasabi n'yo tungkol dito?"*

*Sumagot naman agad ang kapatid kong isa ring OFW ng ganito:*

*"cge kuya mag blog ka about dun para mabasa namin mga ofw at magkaroon kmi ng inspirasyon"*

*Ganito naman ang naging sagot ng isang kaibigan ko:*

*"aughh... sa mga monthly bills, tuition fee, gasolina, pagkain, medisina, dog foods, kunti sa bangko (meron nga ba?), maid, (some) relatives, pambayad utang at marami pang iba... last sa ukay-ukay..."*

*Sa maiksing sagot nila, mukhang nasagot nila ang katanungan ko. Kaya't narito ang paghihimay-himay ko sa paksang ito kung saan napupunta ang pinapadala ng isang OFW.*

*Para mabago naman ang naihahain sa hapag kainan.*

*Kung dati'y sinasabawan nila ang corned beef para magkasya ang ulam sa buong pamilya, ngayo'y may padala na si ate na Spam at hindi na nila sinasabawan ang corned beef na state side. Meron na rin silang pang-grocery sa SM linggo-linggo at sa big cart na sila pumipila na dati'y sa basket lane lang. Ito ang unang kasiyahang naidudulot ng nakapag-abroad na kapamilya.*

*Mababayaran na namin ang utang namin kay Bombay.*

*At matutubos na rin namin ang mga alahas at titulo ng lupang isinangla namin. Mabuti na lang, hindi napeke si ate sa napili n'yang agency, kundi wala na kaming pantubos sa mga ito. Lulubo din siyempre ang interes sa utang namin sa Bombay kung nagkataon. Hay salamat. Ang ibang nag-aabroad kasi'y hindi birong halaga ang nagagastos bago nakarating sa ibang bansa kaya't kumakapit sa malaking interes sa utang para lang matupad ang pangarap na makapag-abroad. Kaya't kung kumikita ka na sa abroad, unahing bayaran ang mga may interes na utang para hindi mapupunta ang malaking parte ng sahod mo sa interes lamang.*

*Makakapag-aral na si ditse at si bunso sa kolehiyo.*

*May sobra pa naman sa pinadala kaya't maliban sa pagkain, pambayad sa utang, nagkaroon ang mga kapatid o anak ng OFW ng pag-asang makatuntong sa kolehiyo. At ang kukuning kurso ay kung anong gusto ng OFW na kukunin nila. Siyempre pa, yung kursong pwedeng makapag-abroad gaya ng Nursing. Para pag nakatapos sa pag-aaral, susunod sila sa bansang pinuntahan ng OFW na kapamilya.*

*Makakapag-aral na rin pati si pinsan.*

*Kung medyo malaki-laki ang sahod ng OFW, dumadami din siyempre ang kamag-anak. Kaakibat na talaga ng paglago sa buhay ang paglago ng kamag-anak. Siyempre pa, tutustusan ng isang dakilang titang OFW ang tuition fee, uniporme, sapatos, cellphone pati pang-load ng pinsan niyang iskolar. Kung madaling paki-usapan si tita, pati pang-gimmik ng mga kamag-anak na pinapag-aral ay sagot din nya. Dito na ako nag-*

Sa mga gustong magbahagi ng mga karanasan sa buhay habang nasa abroad, ipadala lang po sa BUHAY OFW Dear Kuya Eli, ullessis@yahoo.com o sa txt, tel. 55539031

*sisimulang napapailing sa kalagayan ng isang OFW. Kaya't maipapayo ko, alamin kung ano talaga ang kailangan lang sa pag-aaral at 'yun lang ang ipapadala sa kanila para matuto silang pahalagahan ang bawat pisong binibigay n'yo sa kanila.*

*Makakapagpatayo na si nanay ng mansyon.*

*Sa bandang Ilocos Sur, Ilocos Norte at Cagayan Valley, nakikita ko ang naglalakihang bahay. At karamihan doon, merong isa hanggang apat na anak na OFW. Mas malaki ang kita sa abroad, mas malaking bahay ang pinapatayo nila. Siyempre pa, mas malaki ang bahay mo, mas mahal na materyales ang gagamitin at mas marami kang ikakargang kagamitan. Ang masaklap pa dito, hindi lang sa materyales at pasahod sa mga karpintero ang ilalaanan mo ng budget. Sa bawat hiling ng nasa Pinas para sa pagpapagawa ng bahay ay nakadagdag na rin sa suma total ng hinihingi ang kick back ng namamahala sa perang pinapadala mo. Kaya't maraming mga OFW na natapos na ang kontrata sa abroad eh hindi pa tapos ang kontrata sa pinapatayong bahay. Ang mainam na gawin ng OFW sa ganitong pagkakataon ay makipag-ugnayan siya sa inhinyero o arkitekto ng bahay niya at hingan ng buwanang report sa natapos nang gawain kasama na dito ang larawan ng ginagawang bahay. Mas mainam na ito kesa umaasa lang sa 'Oo anak, may poste na rin ang bagong bahay natin' na laging sinasabi ng namamahala sa perang pinapadala n'yo.*

*Yehey, may sobra ang pinadala ni ate, mayaman na talaga kami.*

*Dito na nasusukat ang kakayahan ng isang OFW na mangasiwa sa malaking perang kinikita n'ya. Sa kagustuhang pasayahin ang mga kapamilyang naiwan dito sa Pilipinas, karamihan sa mga OFW ay sige lang ng sige ng padala. Halos wala nang iniiwan para sa sarili. Pero kung susuriin nating maigi kung saan napupunta ang perang sobra ng budget para sa pagkain, pag-aaral at pabahay, kadalasa'y nasasayang lang. Ito'y napupunta sa mga gadget gaya ng pinakamahal na cellphone. Bawat kapamilya'y gusto yung latest na Nokia cellphone. Ang iba'y bumibili ng mahal na klase ng aso at siyempre, mahal din ang pagkain at pag-aalaga dito. Siyempre, ayaw na rin ni tatay ng 14 inch na TV, gusto'y 3-D Ready 82 inch HDTV Home Theater. Sa mga probinsiya, malaking parte ng pinapadala ng isang OFW ang napupunta sa pagtotong-its, posoy dos, mahjong at bingo. At dahil natutustusan ang ganitong bisyo, nawawalan ng panahon ang ibang kapamilya ng isang OFW na maghanap ng trabaho para matustusan sana ang sariling pangangailangan. Ang dahila'y, "nasa abroad naman si ate o si inay, bakit pa ako magpapakahirap na magtrabaho dito sa Pinas."*

*Kung isa kang kapamilya ng isang OFW, saan naman nailalaan perang padala ng kapamilya n'yong OFW? Kung isa kang OFW, anong masasabi mo sa perang pinapadala mo dito sa Pinas?*





# Ang Daigdig ni Ibn Battuta

TAÓNG 1325 nang simulan ng isang kabataang lalaki mula sa Tangier, Morocco, ang kaniyang paglalakbay sa ilang malalayong lupain—India, Indonesia, Mali, Persia, Russia, Sirya, Tanzania, Tsina, Turkey, at lahat ng lupaing Arabe. Ang kabataang iyon ay si Abu Abdallah ibn Battuta, at nakapaglakbay siya nang mga 120,700 kilometro, na wala pang ibang nakagagawa bago naimbento ang steam engine.

Nakilala si Ibn Battuta bilang ang Muslim na nakapaglakbay sa pinakamaraming lupain bago ang makabagong panahon. Mababasa sa talambuhay niya, na isinulat noong pauwi na siya pagkaraang maglakbay nang halos 30 taon, ang maraming detalye tungkol sa buhay at kultura noong ika-14 na siglo, lalo na ng mga Muslim.

### Paglalakbay Patungong Mecca

Nilisan ni Ibn Battuta ang Tangier para dumalaw sa mga sagradong lugar at magsagawa ng hajj, ang pagpunta sa Mecca na ipinag-uutos sa bawat adultong Muslim na may kakayahang magsagawa nito. Ang Mecca ay mga 4,800 kilometro sa silangan ng Tangier. Gaya ng karamihan sa mga manlalakbay, sumama si Ibn Battuta sa mga caravan para makarating nang ligtas sa kaniyang destinasyon.

Dahil isang qadi, o lokal na hukom, ang ama ni Ibn Battuta, tumanggap siya ng edukasyon ng isang qadi, ang pinakamahusay na maibibigay sa Tangier. Nang malaman ito ng mga kapuwa niya manlalakbay, inatasan nila siya na magsilbing hukom nila para lumutas sa anumang pagtatalo.

*Isang ilustrasyon ni al-Wasiti noong ika-13 siglo, na naglalarawan sa hajj, o relihiyosong paglalakbay ng mga Muslim*

Scala/White Images/Art Resource, NY

### Patungong Alejandria, Cairo, at Mataas na Nilo

Ang caravan ay dumaan sa baybayin ng Hilagang Aprika patungong Ehipto. Nakita roon ni Ibn Battuta ang bantog na parola ng Alejandria—isang kamangha-manghang gawa ng sinaunang daigdig—na noon ay medyo sira na rin. Sinabi niya na ang Cairo ay “may napakaraming gusali, walang katulad sa kagandahan at karingalan, puntahan ng iba’t ibang uri ng tao na dumaragsang parang alon sa dagat.” Hangang-hanga siya sa mga bangka, hardin, tindahan, mga gusali para sa pagsamba, at sa mga kaugalian sa dakilang lunsod na ito. Gaya ng nakagawian niya, sinikap niyang matamo ang suporta ng mga klerigo, iskolar, at iba pang maimpluwensiyang tao sa Ehipto at nakuha naman niya iyon.

Mula sa Cairo, naglakbay siya sa Nilo patungo sa Mataas na Ehipto. Malugod siyang tinanggap ng mga taong relihiyoso, mga monasteryo, at mga tuluyan at kolehiyong tinutustusan ng donasyon—na karaniwan noon sa mga lunsod ng mga Muslim. Gusto sana niyang tumawid ng disyerto patungo sa Dagat na Pula, maglayag patungo sa kanlurang Arabia, at saka dumeretso sa Medina,

ang kinaroroonan ng moske ng propetang si Muhammad, at sa Mecca. Pero hindi niya ito nagawa dahil sa digmaan kaya bumalik siya sa Cairo.

### Umikot sa Halip na Dumeretso

Dahil desidido pa rin si Ibn Battuta na makarating sa Medina at Mecca, naglakbay siya pahilaga patungo sa Gaza, tapos ay sa Hebron, at pagkatapos ay sa lugar na ipinapalagay na pinaglibingan kina Abraham, Isaac, at Jacob. Noong patungo siya sa Jerusalem at sa dambana ng Dome of the Rock doon, tumigil siya sa Betlehem, kung saan napansin niyang ang lugar na sinilangan ni Jesus ay itinuturing na sagrado ng mga nag-aangking Kristiyano.

Pagkaraan, naglakbay pahilaga si Ibn Battuta patungong Damasco, kung saan siya nag-aral sa ilalim ng iginagalang na mga iskolar na Muslim at naging kuwalipikado na maging guro. Sinabi niyang ang Umayyad Mosque sa lunsod ang "pinakamaringal" sa buong daigdig. Ang mga tindahan doon ay nagbebenta ng mga alahas, tela, stationery, aklat, at mga kagamitang kristal, samantalang ang mga puwesto ng mga notaryo publiko ay may "lima o anim na testigo at isang tao na awtorisado ng qádí na magkasal." Sa katunayan, habang nasa Damasco, nag-asawa si Ibn Battuta. Pero ang kaniyang napangasawa ay isa lang sa marami na naging asawa o kerida niya na pahapyaw lang na binanggit sa kuwento.

Sa Damasco, sumama si Ibn Battuta sa ibang manlalakbay na patungong Mecca. Minsan, nagkampo ang grupong ito sa isang bukal kung saan gumagamit ng mga balat ng bupalo ang mga kargador ng tubig para makagawa ng malalaking imbakan o tangke. Dito kumukuha ng tubig ang mga manlalakbay para ipainom sa mga kamelyo at para ilagay sa kanilang mga sisidlang balat bago tumawid ng disyerto. Sa wakas, nakarating siya sa Mecca. Ito ang una sa pitong paglalakbay niya roon. Karaniwan na, ang mga manlalakbay ay umuuwi na pagkatapos gawin ang mga ritwal. Pero iba ang ginawa ni Ibn Battuta. Pumunta muna siya sa Baghdad "para lang makapamasyal doon," ang sabi ng isang biyograpo.

### Nawili sa Paglalakbay

Sa Baghdad, na kabisera noon ng Islam, hangang-hanga si Ibn Battuta sa mga pampublikong paliguan. "Sa bawat paliguan ay maraming pribadong banyo," ang sabi niya, "na bawat isa ay mayroon ding isang lababo sa sulok, na may dalawang tubo para sa mainit at malamig na tubig." Sa tulong ng isang mabait na heneral, nakilala niya ang sultan, si Abu Sa'id. Binigyan naman siya nito ng mamahaling mga regalo—isang kabayo, isang maringal na kasuutan, at isang sulat na humihiling sa gobernador ng Baghdad na bigyan siya ng mga kamelyo at panustos.

Pagkatapos, naglayag si Ibn Battuta patungo sa mga daungan ng Mogadishu, Mombasa, at Zanzibar sa Silangang Aprika bago naglakbay patungong Arabia at Gulpo ng Persia. Inilarawan niya ang mga tao, mga kaugalian, at mga produktong nakita niya—ang pagkamapagpatuloy ng mga taga-Somalia sa mga mangangalakal, pagngata ng nganga at pagtatanim ng niyog sa Yemen, at paninisid ng perlas sa Gulpo ng Persia. Pagkatapos ay naglakbay siya patungong India pero kung saan-saan pa muna siya dumaan—sa Ehipto, Sirya, at Anatolia (Turkey); tumawid sa Dagat na Itim; lumibot sa hilaga ng Dagat Caspian; at pagkatapos ay bumaba sa mga lugar na tinatawag ngayon na Kazakhstan, Uzbekistan, Afghanistan, at Pakistan.

### Mula sa India Patungong Tsina

Sa India, naglingkod nang walong taon si Ibn Battuta bilang qadi para sa sultan ng Delhi. Dahil alam na mahilig siyang maglakbay, ipinadala siya ng sultan bilang embahador kay Togontemür, ang Mongol na emperador ng Tsina. Pagdating niya roon, ibibigay niya ang regalo ng sultan na "sandaang thoroughbred na kabayo, sandaang aliping puti, sandaang mananayaw at mang-aawit na babaing Hindu, isang libo at dalawang daang piraso ng iba't ibang uri ng tela, ginto at pilak na kandelero at palanggana, kasuutang burdado, sombrero, talanga, espada, guwantes na may burdang perlas, at labinlimang bating."

Sa daungan ng Calicut sa timugang India, nakakita si Ibn Battuta ng malalaking barko ng mga negosyante, tinatawag na junk, na naglalayag sa ruta na plano niyang daanan papuntang Tsina. Ang ilan sa mga ito ay may 12 layag, na gawa sa nilálang kawayan, at may hanggang

1,000 tripulante—600 magdaragat at 400 sundalo. Lulan din ng barko ang mga pamilya ng mga magdaragat. Nagtatanim sila roon ng "luntiang mga halaman, mga gulay at luya sa mga tanimang gawa sa kahoy," ang sabi ni Ibn Battuta.

Dahil sa pagkawasak ng barko, hindi naisagawa ni Ibn Battuta ang kaniyang misyon sa Tsina bilang embahador. Sa halip, naglingkod siya sa isang pinunong Muslim sa Maldives at siya ang unang nag-ulat tungkol sa mga kaugalian doon.

***Ang Catalan Atlas noong 1375, kung saan makikita ang ilang lugar na pinuntahan ni Ibn Battuta***

Snark/Art Resource, NY



Nang maglaon, nakarating din siya sa Tsina. Nagustuhan niya ang mga bagay na nakita niya roon pero dahil sa kaniyang relihiyosong paniniwala, hindi niya nagustuhan ang iba. Dahil kakaunti lang ang iniulat niya tungkol sa Tsina, nagdududa ang iba kung nalibot nga niya iyon gaya ng sinabi niya. Marahil ay nakarating lang siya sa mga daungan sa timugang Tsina.

### Napakalungkot na Pag-uwi

Nang makabalik siya sa Damasco, nalaman ni Ibn Battuta na ang anak na lalaki na naiwan niya roon mga 20 taon na ang nakalilipas ay 12 taon nang patay at ang kaniyang ama, na nakatira sa Tangier, ay 15 taon nang patay. Noon ay taóng 1348, at sinasalot ng Black Death ang Gitnang Silangan. Iniulat pa nga ni Ibn Battuta na 21,000 ang namamatay sa Cairo araw-araw!

Pagkaraan ng isang taon, ang 45-anyos na manlalakbay ay nakabalik sa Morocco. Pero nalaman niya na namatay sa salot ang kaniyang ina mga ilang buwan pa lang ang nakararaan. Siya'y 21 anyos pa lang nang umalis. Nasiyahan na kaya siya sa 24 na taon ng paglalakbay? Lumilitaw na hindi pa, dahil di-nagtagal ay nagpunta naman siya sa Espanya. Pagkaraan ng tatlong taon, naglakbay siya sa huling pagkakataon—patungo sa Ilog Niger at sa Tombouctou (Timbuktu), isang lunsod sa bansa sa Aprika na tinatawag ngayon na Mali.

### Inutusang Isulat ang Talambuhay

Nang malaman ng sultan ng Fez, Morocco, ang kaniyang mga paglalakbay, inutusan siya nito na isulat ang kaniyang salaysay para sa korte at binigyan pa nga siya ng kalihim, si Ibn Juzayy. Hindi gaanong nakilala ang kaniyang akda sa wikang Arabe, at naisalin lamang ito sa mga wikang Kanluranin nang muli itong madiskubre ng mga iskolar na Europeo noong ika-19 na siglo.

Sinabi ni Ibn Juzayy na ang salaysay ay pinaikling bersiyon ng ulat ng manlalakbay, pero lumilitaw na may mga binago siya rito. Gayunman, ang akda ay nagbibigay ng kapaki-pakinabang na impormasyon tungkol sa buhay, komersiyo, kaugalian, relihiyon, at pulitika sa mga lupaing pinuntahan ni Ibn Battuta, lalo na tungkol sa mga bansang Muslim noong Edad Medya.

**(Mula sa Gumising! magazine ng Watchtower Bible and Tract Society, Philippines)**

# KPCCenter weekly basketball practice











Program Coordinator: Uztaz Mohammad Federico Sumaway

Photographer: Alvin Amin Baltazar

# Seminar on Kuwaiti Culture





Guest Speaker: Uzta. 'Om Abdullah' Muthi Salman An-Najim
Da'iyah, at nakapagtapos ng pag-aaral sa Dar Al-Qur'an, Kuwait














# MAG-ARAL NG COLLEGE HABANG NAGTA-TRABAHO SA KUWAIT

*Sa kagustuhang mapaunlad ang kalagayan sa buhay, marami sa atin ang lumayo at nalayo sa ating mga minamahal para makipagsapalaran sa ibang bansa. Dahil sa bagay na yan, wala tayong sapat na panahon para maipagpatuloy ang ating pag-aaral.*

*Malaking bagay ang makatapos ng sa kolehiyo, maging sa ibang bansa man o sa Pilipinas. Lalo na sa panahon ngayon na ang isang basehan ng karamihan sa mga employer ay ang ating natapos. Mahirap pumasok sa trabaho lalo na kung ang mga kakompetensya mong aplikante ay nakatapos ng kolehiyo.*

*Ganun paman, hindi dapat tayong mawalan ng pag-asa. Kahit anong edad, maaari pa rin nating maipagpatuloy ang ating pag-aaral kahit tayoy nasa ibang bansa. Ito ay sa pamamagitan ng tinatawag na ON-LINE STUDIES o Distance Learning/ Education.*

*Ang ONLINE studies ay ang pagpapalawak ng mga mag-aaral na nakakaranas ng mga suliranin sa edukasyon sanhi ng kakulangan ng sapat na panahon at kakayahang makapasok ng regular sa eskwelahan. Sa tulong nito, madali nang maisakatuparan ang pag-aaral sa kabila ng suliraning ito at abot-kamay na ng bawat mag-aaral ang tagumpay sa pamamagitan ng pag-aaral gamit ang pangkasalukuyang advance technology gamit ang internet. Ibig sabihin, kahit anong oras ay pwede ka makapag-aral. Hawak mo ang iyong oras. At parang pumapasok ka na rin sa regular school dahil makakatanggap ka parin ng diploma at accredited po ito ng Commission on Higher Education (CHED) sa Pilipinas.*

*Ang International Institute of Computer Science in Administration (ICSA) in cooperation with Wisdom International School for Higher Education Studies (WISHES) ay nagagalak at masayang ibinabalita na sa kasalukuyan, mahigit 200 estudyante na dito sa Kuwait ngayon ang nag-aaral nang online para makatapos ng college. Maari nilang matapos ang Bachelor of Science in Business Administration (BSBA) major in Marketing at Management. Maari din silang makapagpatuloy sa graduate school ng Masters in Business Administration (MBA).*

*Ito ay magaan sa bulsa, at kahit uuwi ka na sa Pilipinas for good, o mapadpad sa ibang bansa, walang dapat ikabahala dahil pwede parin itong ipagpatuloy online.*

*Para sa karagdagang impormasyon, bumisita lang po sa ICSA located at Kuwait City, Panasonic Tower, 8th Floor o tumawag sa mga numero 99302850, 60078629.*

*(Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng ICSA CITC Computer Institute. 8th Flr. Panasonic Tower, Maliya, Kuwait City Telephon Nos. 22467301, 99302850, 22403408, 96621592. facebook.com/icsakuwait)*


**MAGANDANG BALITA!!!**

**Para Sa Lahat Ng Pinoy**

**sa Kuwait na gustong mag-COLLEGE!!!**

**Enroll BSBA**

**BACHELOR DEGREE**

**From CHED accredited University in the Philippines**

**Bachelor of Science in Business Administration**

- Major in Marketing
- Major in Management



• Online Study • Flexible • Affordable

**Registration on going**

**Hurry!!! Enroll Now!!!**

**ICSA - Panasonic Tower, 8th Floor**

**22403408 96621592**

